IPINAMIMIGAY NG LIBRE

مجلة لنتحاور

# PAG-USAPAN PO NATIN!

Filipino Magazine, Issue No. 11, June 2009

ملحق مجلة البشرى باللغة الفلبينية - العدد الحادي عشر

## KPCC CUP Basketball Tournament 2009 Nagsimula Na!







المركز الكويتي الفلبيني الثقافي

Kuwait Philippine Cultural Center

UPANG TAYO'Y MAGKILALANAN ... لنتعارف

24712574

# KPCC CUP BASKETBALL TOURNAMENT 2009
## Tadhamon Club, Farwaniya, Kuwait

Ang layunin ng programang ito ay para mabigyan ng pagkakataon ang mga Pinoy non-leaguers sa Kuwait na maipakita ang kanilang galing sa larong basketball sa pamamagitan ng isang tournament. Bukod sa walang entrance fee sa mga team na gustong sumali, wala ring bayad ang bawat game. Ang isang team ay gagastos lamang para sa kanilang uniforms. Ang buong paliga ay tatakbo ng walong (8) linggo lamang, tuwing Biyernes, simula 22 May hanggang 10 ng July, alas-6 ng umaga hanggang alas-4 ng hapon.




MORO EAGLES
CROWN RELOCATION
DESSERT BULLDOGS
AL-GHANIM & SONS
VOLKSWAGEN
SULAIBIYAH
THE HUNTERS
SAFARA TEAM
TOYOTA RIDERS
FIFTYNINERS

















# *Pag-usapan po natin!*


Chief Patron

Mohammad Ismail Al-Ansari

Editor

Ullessis Ahmad Yusuf Abaya








Designer

Nader Bellal

PUBLISHED BY

KPCCCenter

Farwaniya, Block 1

Street 74 corner Street 72

Building 12, Floor 8

Phone (965) 24712574

Fax (965) 24712574 (102)

Hotline: 97802777

www.kpccenter.com

Email: info@kpccenter.com

General Director

Khalid Abdullah Al-Sabea

Executive Director

Shk. Abdulhadie Gumander

Assistant Executive Director

Men Section

Ust. Abu Ubaidah Satol

Assistant Executive Director

Women Section

Usta. Halima Mantawil


Ang Pag-usapan Po Natin! Filipino Magazine ay ang monthly publication ng KPCCenter. Ang Kuwait Philippine Cultural Center ay isang kalipunan, isang kongregasyon, at isang center kung saan nagtatagpo ang mga layunin para sa kaunlaran sa pamamagitan ng pakikipag-ugnayan sa mga Filipino sa Kuwait, ano man ang kanilang relihiyon, tribo, at kasarian. Ang layunin nito ay upang makapagtatag ng isang sentrong pangkultura at pang-edukasyon upang tangkilikin ang lahat ng maiinam na kultura at mga anyo ng edukasyon. Ang KPCCenter ay bumabatay sa mga katuruan, mga kahalagahan, at mga kaugaliang pang-Islam. Ito rin ay nakikipagkasundo, at lahat ng mga gawain nito ay sa pamamaraang tuwiran at katamtamang pakikitungo, na nag-aanyaya sa lahat ng mga relihiyon at mga sektor upang sama-samang makapagtatag ng bukas na mga talakayan tungkol sa lahat ng aspeto ng pamumuhay.



Para sa mga komento at mga katanungan, magpadala ng e-mail sa:

pagusapan@gmail.com





# Editoryal



Minahal Naming Mambabasa,

Binabati po namin kayo sa ika-11 lathalain ng Pag-usapan Po Natin! Magazine. Ito po ay ang magazine na nililimbag at inilathala ng Kuwait Philippine Cultural Center na naghahangad sa pagpapatuloy na kayo ay aming makasama at magkaroon ng kaganapan ang pagkakakila-kilala at pakikiisa sa pagitan ng mga mamamayang Pilipino dito sa Estado ng Kuwait.

Mga minamahal, nasa inyong mga kamay ngayon ang ika-11 lathalaing taglay ang kapakipakinabang, kami ay lagi ng naghihintay na kayo ay aming makasalo sa gawaing ito at naghihintay ng inyong mga kapakipakinabang na mga komento at mga kahilingan para sa pagpapaunlad ng magazine, sapagkat ito ay mula sa inyo at para sa inyo.

Sinasamantala na rin namin ang pagkakataong ito na kayo ay maanyayahan na makiisa sa mga aktibidad ng KPCCenter sa panig ng inyong mga kapatid mula sa mga mamamayang Pilipino na mga kawani ng sentro.

Nawa ay tulungan kayo ng Allah at sa kabutihan tayo ay magkita-kita.

Sumainyo,

KHALID ABDULLAH AL-SABEA
General Director, KPCCenter



Binubutasan ba ng pera ang iyong bulsa? Ikaw ba ay nagsisisi matapos mong bilhin ang mga bagay-bagay? Ikaw ba ay mahilig gumastos ng walang dahilan? Kung ang mga katanungang ito ay pamilyar na sa iyo, paano mo pamahalaan ang iyong paggastos na maaari ka pa ring bumili ng mga bagay na kailangan mo at may maitabi pa para sa darating na mga araw?

Upang baguhin ang mga kagawian, dapat mong maunawaan kung paano ang mga ito nahuhugis at ano ang mga paraan upang magkaroon ng pagbabago. Sapagkat marami ang nagiging sugapa sa paggastos ng pera katulad ng isang taong labis na nagugumon sa bisyo. Kung ang paggastos ay parang isang pwersa o lakas na hindi mo mapaglabanan, ang tunay mong kaaway ay ang sarili mo mismo.

Ang pag-iimpok ay ang pagtatabi ng pera para sa mga pangangailangan sa hinaharap. Ang perang naitabi ay mananatili sa iyong pitaka o sa bangko. Ito ay maaaring gamitin para sa ibang layunin, kabilang na dito ang iyong mga pangangailangan o ang mga pangangailangan ng mga mahal mo. Ang pera na ginastos na ay nawawala na sa iyong mga kamay at ito ay maaaring hindi na sa iyo babalik pa. Natandaan mo pa ba ang sapatos na dati ay 25 dinars at binili mo ng sale sa halagang 10 dinars? Kung sa tingin mo ay nakatipid ka ng 15 dinars, hindi mo pa rin ito nakuha. Ipakita mo nga sa akin ang na-save mong 15 dinars. Wala, di ba? Baka naman kaya mo lang binili ang sapatos dahil sa ito ay sale, at hindi mo talaga ito kailangang bilhin!

Kung ito ang tinawag mong «pagtitipid» darating ang panahon na ikaw ay wala sa wala. Ang kayamanan ay darating lamang doon sa mga taong marunong gumastos sa tamang panahon at sa tamang lugar, marunong gumamit ng mga inuutang, at bumuo ng isang systema para sa regular na pag-iimpok. Hanggang matututunan mo kung paano mag-kontrol sa paggastos, hindi na mahalaga ang galing mo sa paggawa ng pera, dahil ito ay dadaan lamang sa iyong mga kamay na hindi mo na mamalayan.

Ullessis Ahmad Yusuf Abaya, Sr
uaya101@gmail.com

# PAANO KO MAPIPIGIL ANG AKING PAGGASTA?



Madalas ka bang bumili ng mga bagay na hindi naman kailangan, kaya lang dahil sa ito ay bagsak-presyo kaya binili mo? Ang paggastos ba ng pera ay parang kulang para sa iyo? Sa halip na alalahanin pa ang pera na wala sa iyo, bakit hindi alamin upang kontrolin ang pera na dumadaan lamang sa iyong mga kamay?

Ang pinakamainam na panahon upang malaman papano pamahalaan ang pera ay bago madanasan ang malupit na katotohanang pang-pinansiyal sa hinaharap. «Ang salapi ay sanggalang,» sumulat si Haring Solomon. (Ecclesiastes 7:12) Ngunit protektahan ka lamang nito kung alam mo paano kontrolin ang iyong mga gastos. Ang pagkontrol sa paggastos ay mas madali sa salita kaysa sa gawa.

Ang paggastos ng pera ay kasiya-siya at tunay na madali. Ang pagbili ng mga bagay-bagay ay nagbibigay ng kilig sa sarili. Marami sa mga magkakaibigan, ang pamimili ay isang pangunahing uri ng libangan. Kapag kasama mo sila, likas na ang gumastos ng pera upang magkaroon ng saya. Ikaw ba ay gumastos dahil kaya mo o dahil lamang sa napipilitan ka? Maraming mga tao ang gumastos na ang hangad ay upang mapalakas ang kanilang reputasyon sa mga kaibigan at mga kasama. Ang ganitong pag-uugali ay maaaring maging sanhi upang ikaw ay magkakaroon ng malalaking problema sa pananalapi, lalo na kung ikaw ay mayroong credit card. «Kung ang nais mo'y hangaan ng mga tao sa kung anong meron ka sa halip na kung ano ka, ikaw ay nanganganib na maging isang abusado sa paggamit ng credit card.» (Suze Orman, Financial adviser)

Sa halip na sukdulang gamitin ang credit card o gastosin ang buong sahod sa isang labasan, planohin ang mga lakad at kalkulahin ang limitasyon sa iyong mga gastos. Dalhin lamang ang sapat na halagang kailangan. Tama rin na sumama sa mga kaibigan na maingat sa kanilang mga pera at nanghihikayat sa iyo upang tumingin-tingin muna sa ibang mga tindahan sa paligid at hindi yaong bumili agad sa mga bagay pagkakita nito.

Maaaring sinusubukan ng buhay upang turoan ka sa mga pinaka-importanteng aral, na ang kaligayahan ay hindi nakasalalay sa pagkuha ng lahat ng bagay na gusto mo. «Siyang umiibig sa pilak ay hindi masisiyahan sa pilak; o siya mang umiibig sa kayamanan ay masisiyahan sa kanyang kita.» (Ecclessiastes 5:10) Ang katotohanan ng mga salitang ito galing sa mga karanasan ng mga taong bumili ng lahat ng bagay na kanilang gusto. Hindi nagtagal natuklasan nila na sila ay hindi nagiging kontento. Kahit gaano karaming mga bagay-bagay na kanilang maipon, sila ay laging nakaramdam na kailangan pang bumili ng bumili pa. Pagdating ng panahon, ang mga taong ninanais lagi na makuha ang lahat ng kanilang mga kahilingan sa buhay ay nagiging mga walang pagpapahalaga sa buhay. [AWAKE!, UAYA]

# PERA ANG BAWAT ORAS

Ang ilang mga kultura ay may kasabihan, ang oras ay pera. Ito ay nagbibigay-diin na ang mga tao ay dapat na gumastos ng oras upang kumita ng pera at mag-aksaya ng oras upang mag-aksaya ng pera. Ang kabaligtaran ng kasabihang ito ay totoo - ang pera ay oras. Kung ikaw ay aksaya sa pera, inaaksaya mo rin ang mga oras na ginugugol mo para kumita ng pera. Alamin kung paano kontrolin ang iyong paggastos at iyong malaman kung paano kontrolin ang iyong oras. Kapag kino-kontrol mo ang iyong mga gastusin, makokontrol mo kung magkano ang iyong kikitain. Sa pamamagitan ng paglikha ng isang badyet at mananatili rito, hindi mo na kailangan pang magtrabaho ng mahahabang mga oras upang mabayaran lamang ang naglakihang mga utang. Ikaw ay magkakaroon ng kontrol ng iyong oras at sa iyong buhay. Tandaan, kung ikaw ay aksaya sa pera, inaaksaya mo rin ang mga oras na ginugogol mo upang kumita ng pera.[Awake!, UAYA]



# ANG KARAGDAGANG PERA BA ANG SAGOT?

Ang pagkakaroon ba ng mas maraming pera ang solusyon sa iyong problema tungkol sa paggastos? "Inaakala nating lahat na mas malaking suweldo ang sagot sa ating mga pighating pam-pinansiyal, ngunit iyon ay bihirang mangyari," sabi ng isang financial adviser na si Suze Orman.

Sa paglalarawan: Kung ikaw ay nagmamaneho ngunit walang kontrol sa iyong sasakyan o kaya'y nakapikit ang mga mata, ang paglagay ba ng mas maraming gasulina sa iyong tanke ay magbigay sa iyo ng komportable? Maaari mo kayang marating ang iyong patutunguhan ng ligtas? Gayundin, kung hindi mo alam kung paano kontrolin ang iyong paggastos, ang kumita ng malaki ay hindi sapat upang mapabuti ang iyong sitwasyon. [Awake!, UAYA]





KUWAIT

MAKI-ALAM!

Ni Joshua Yusuf Barbas

# BUHAY NA BAON SA UTANG



Grabe singilan na naman!" Tuwing sasahod o tuwing may pera hanggang hawak na lang ang nangyayari sa perang pinaghirapan sa isang buwan na pinagtrabahuan dito sa Gitnang Silangan. Minsan naiisip mo, nagtatrabaho ka para sa pambayad lang ng mga atraso mo sa buhay, tama nga siguro ang sabi pa ng iba, naka-sangla ang iyong future pag-umutang ka, dahil i-nadvance mo ang pera sa pangungutang sa iba, na tuwing sahuran obligado ka na mag-abot o bayaran.

Isa lang ito sa mga munting paliwanag ng mga mga taong baon sa utang o nabubuhay sa may alalahaning bayaran, tuwing may kikitain o sahod. Mga kabayan! dito ba sa Kuwait, ikaw ay may utang din? Sa anong paraan? Utang sa appliances na kinuha sa mga company na nagpapa-utang, o utang sa bangko, o sa loan, car loan, salary loan, o anupaman, o utang na pera sa ibang tao na madalas ito ay nauuwi sa di pagka-unawaan o alitan.

Ito ngayon ang eksena ng serye natin, paghahanap natin ng makikibahagi sa kwentong buhay na mga baon sa utang.

Si Mr. J. isa sa ating napiling nakibahagi ng kwento, kakaiba ang taong ito dahil sa sitwasyon nya ngayon banned na sya sa pag-uwi sa 'Pinas, o lumabas sa Kuwait. Dahil sa mga utang sa iba't ibang financing company at bangko. Nabaon sa utang dahil sa mga di napag-planuhan mabuti sa paggamit ng pera bago ito matanggap, maging ang obligasyong buwanang pagbabayad ay napabayaan din, kaya 2 hanggang 3 taon nakabin-bin ang kanyang pangalan sa lahat ng exit point ng Kuwait di siya maaring maka-file ng travel outside Kuwait o bakasyon in short. At ngayon naka-kaso pa sa korte ang kanyang pangalan na ikinaso ng company sa kanya dahilan ng di nya pagbabayad sa tamang date. Di n'ya malaman kung saan kukunin ang pera pang-tapal sa problemang ito. Nasubukang manghiram o mangutang ulit pero di na naging madali dahil di maliit na pera ang kailangan bagkus malaki at di agad maibigay sa kanya ang tiwala ng magpapahiram, sa iba pa ay may malaking interest o tubo ang hihingiin pa sa kanya. Kaya nga dagdag na naman ito sa pagkakabaon nya sa utang.. Kayo po ba ano ang maipapayo nyo sa kanya sa kalagayan nyang ito?

Si Mr. T. Isa sa di pinalad sa kanyang kompanyang pinaglilingkuran, siya ay nakatanggap nalang ng sulat, official memo na sya ay tanggal na sa trabaho after 3 months. Ang problema biglaan ito. "Kaya Paano na?" ito agad ang sambit nya. Paano na ang pamilya? Ang pagpapadala at isa pa ang utang na hanggang 4 na taon pa babayaran. Kung ating susuriin, problema ito, dito sa Kuwait kung makakuha ka man ng release paper sa company mo, di ka sure na malaki ang sahod sa ibang company na bago mong aaplayan, o di ka pa sure kung makakahanap ka agad ng malilipatan. So, pagsubok talaga. Kailangan harapin, maaring bigo ka man dyan sa company na iyan, baka may naghihintay sayo na ibang chance sa ibang mapapasukan mo.

Si Mr. N. Kakaiba din dahil siya noon ay baon din sa utang, ngayon naman siya na ang nagpapa-utang, pero ang di namin pagkakaunawaan ay nagpapatubo sa pera na pinahihiram nya na every monthly salary ay hinihingi siya ng interest na di ito consider na bayad sa capital na hiniram. Maaaring sa pagkakataon na ito magkaka-iba ang ating mga opinion sa mga kababayan, tungkol sa pagpapa-utang na may tubo, karamihan




napapasubo sa paghiram na may tubo ang sinuman pag wala na silang mahiraman o malapitan pa na iba. Kalimitan din nauuwi ito sa mas malalang sitwasyon, natatakasan ang hiniraman, o di nababayan sa tamang panahon ng umutang sa inutangan ang perang pinagkasunduan o di kaya naman lalung nabaon sa utang ang tao sa nagpapahiram dahil sa tubo. Naka-sangla ang passport o ATM bilang collateral sa pangungutang, ito ang kadalasang paraan dito ng nagpapa-utang. Di maisumbong sa korte ng Kuwait ang sitwasyon na ito dahil sa bansang ito bawal ang pagpapatubo sa utang na pera. Kaya risky ika nga, ang pumatol dito. Kaya po ba, ano hatol ninyo sa sitwasyon na ito? Sa comment, kami po ay bukas para sa lahat.

Si Ms. K. Isa sa may magandang napasukan dito sa Kuwait, pero masasabi natin di siya naging maingat sa pagpa-plano. Umutang sa iba't ibang company at bangko, dahil malaki ang salary bracket sa ministry na pinasukan nya, kaya madali ma-approved ang request n,ya sa mga loan. Ika 'nga tiwala sa kanya dahil stable ang work at maganda ang sahod. Pero dumating ang pagsubok after n'ya makarating galing bakasyon sa Pilipinas, siya ay nagkasakit at dahil dito siya ay napilitang alisin sa work n'ya at tuluyang pauwiin na ng ministry dahil sa karamdaman n'ya. Ang tanong kung cover ng Ministry ang mga utang nya o hindi? Di natin batid. Walang nakakabatid ng ating kalagayan ng bukas kung ano ang magiging eksena nito sa buhay natin. Kaya maging handa at maging maaalahanin sa anuman na ating gagawin, lalu na usaping pagkaka-utang.

Si Mr. B.. isa sa may magandang halimbawa sa buhay n'ya, isa s'ya sa naging hamon ng inyong lingkod dahil s'ya ay mayroon lamang simpleng trabaho, maliit na sinasahod pero sa sigla at hataw ika 'nga, niya sa pagtatrabaho wala akong masabi kundi napakasigasig n'yang maghanap ng pagkakakitaan bukod pa sa tunay n'yang trabaho na waiter. S'ya ang taong di maka-tulog kung may utang sa ibang tao, agad n'ya itong gagawan ng paraan para lamang matapos agad ang alalahanin n'ya. Isa sa mga paraan ay ang paghahanap ng legal na mga part time work sa labas lalu na pag siya ang may pagkakataong gawin ito, namamasukan minsan na alalay sa mga restaurant o sa mga pagbubuhat ng mga lipat bahay o konting kaalaman sa kuryente sa pagkakabit nito sa mga bahay-bahay. Maging ang pagpi-pintura ay pinasok n'ya. Talaga namang masigasig ang kapatid natin ito, sabi ko n'ga sa kanya minsan gagayahin na kita, masipag at maabilidad sa buhay, walang pinipiling pagkakataon para sa legal na pagkakakitaan. Tunay na dapat tularan ng mga kabayan.

Sa mga kapatid tuloy pa rin ang ating mga imbitasyon sa inyong mga kwentong buhay sa Kuwait anuman ito, para ating maibahagi sa mga kababayan. Nawa'y pagpalain tayong lahat ng Maykapal sa ating mga mabubuting gawa. Maraming salamat sa mga mambabasa.

Paksa sa susunod: Nabiktima kana ba, ng TSISMIS?!



# ANG MOUSE TRAP

Isang araw exited ang isang daga habang sinisilip mula sa kanyang maliit na butas ang mag-asawang abala sa pagbubukas ng kanilang mga pinamili sa palengke. Nang nabuksan ang huling bagay na nakabalot sa papel, malaking gulat ng daga sa kanyang nakita, “mouse trap” ang laman nito. Nabalutan siya ng matinding takot, at dali-dali siyang lumabas ng bahay upang ipamalita ang kanyang nakita.

Una niyang pinuntahan ang kanyang matalik na kaibigan, si Manok.

“Manok, may ‘mouse trap’ sa loob ng bahay! Mag-ingat tayo mula ngayon!” Pasigaw siyang lumapit sa kanyang kaibigan. Ngunit tumawa lamang ang manok. “Ano naman ang ikinatatakot ko kapag mayroong ‘mouse trap’ sa loob ng bahay? Ikaw ang dapat mag-ingat dahil palagi kang nasa loob.”

Sunod na pinuntahan ni Daga si Kambing.

“May ‘mouse trap’ sa loob ng bahay! May ‘mouse trap’ sa loob ng bahay!” sabi ng daga.

“Beeeeeeeee”, sagot ng kambing. “Ano naman ang pakialam ko kung ano ang meron sa loob? Ngunit asahan mo na kasama kita sa aking mga panalangin. Ikaw ang mag-ingat.”

Huling nilapitan ng daga si Baka. “May ‘mouse trap’ sa loob ng bahay! Mag-ingat tayong lahat!” babala ng daga. “Ikinalulungkot ko Daga ngunit sa palagay mo kaya mayroon akong dapat ikabahala?” tugon ng baka sa kanyang paalala.

Nang napagtanto ng daga na kahit isa ay walang nakialam sa kanyang mensahe, bumalik siya sa kanyang lungga at tinanggap ang kanyang madilim na kapalaran. “Gayunpaman, haharapin ko ang panganib ng mag-isa,” sabi niya sa kanyang sarili.

Kinagabihan ang katahimikan ay nabasag ng isang kaluskos sa loob ng bahay. Dali-daling bumangon ang babae sa kanyang higaan upang tingnan ang ingay na iyon. Panatag ang loob niya na mayroon ng nahuling daga ang ‘mouse trap.’

Ngunit madilim ang gabi, at di niya naaninag na isang ahas pala ang kanyang madatnan na naipit ang buntot sa ‘mouse trap’! Natuklaw ng ahas ang babae at dinala agad ng kanyang asawa sa pagamutan.

Kinabukasan umuwi sila sa kanilang bahay ngunit ang babae ay mayroong mataas na lagnat. Napag-isip-isip ng lalaki na ang pinaka-mabisang pagkain para sa isang mayroong lagnat ay sabaw ng manok! Kinatay niya si Manok at ginawang ‘chicken soup.’

Nang nalaman ng kanyang mga kapitbahay at mga kamag-anak ang nangyari sa babae, lahat sila’y dumalaw sa kanya. Napansin ng lalaki na kailangan niyang katayin ang Kambing upang mapakain ang dumaraming mga bisita. Kinatay niya ang kambing at ginawang pang-ulam.

Lumipas ang tatlong araw, namatay ang babae. Sa araw ng kanyang libing dumating ang buong barangay upang makiramay sa lalaki. Sa dami ng mga taong pakakainin, kinatay ng lalaki ang baka at ginawa ring pang-ulam.

Lahat ng mga ito ay kitang-kita ng daga habang nakasilip sa kanyang maliit na lungga. Isang patunay na ang panganib para sa mga maliliit ay panganib din para sa mga malalaki. Lahat ay konektado sa isang kadahilanan o ano pa man, at ang kahirapan ng isa ay kahirapan para sa lahat, may pakialam man o wala. [KabNgayon, UAYA]

# ANG ISLANG FAILAKA



Ito ay matatagpuan sa hilagang bahagi ng Persian Gulf, at isa sa mga pinakamalaking isla ng Kuwait. Ito rin ang islang nagkaroon ng mga naninirahan bago dumating ang taong 1990. Sa panahon ng tagsibol, ang islang ito ay espesyal para sa mga Kuwaitis. Ang Failaka ay lubos na mayroong kakaibang ecosystem kompara sa Mainland Kuwait, at ang mga namumukong mga bulaklak at ang pagbabago sa temperatura ay higit pang hinahangaan. Kahit na ang mga instruktura ng isla ay nananatiling nasa mahina pang uri, ang Failaka ay nagsimula ng bumuo ng isang lokal na industriyang pang-turista; ito ay naglalaan ng pangingisda, palakasang gamit ang bangka, swimming, paglalayag, at iba pang water sports.

Ang ilan sa mga natitirang lokal na mga residente ay karamihan mga Failakawans na nanirahan na dito kasama ang kanilang mga pamilya bago ang pananakop ng mga Iraqi noong 1990. Karamihan sa Failakawans ay may sariling mga bangka at ang ilan ay abala rin sa turismo, ngunit marami ay tahimik tungkol sa pagpapaalam sa kagandahan ng isla sa pangambang ang turismo ay magpapasama sa tahimik na buhay sa isla. Ang ilang mga pamilyang Failakawan, kahit na ngayon ay nakatira na sa mainland Kuwait, madalas pumunta sa isla tuwing huling araw ng linggo. Pagkatapos ng liberasyon noong 1991, binili ng gobyerno ng Kuwait ang mga kalupaan at mga kabahayan na humahantong sa kabuuang pagkuha ng isla.

Sa kasalukuyan, mayroong mga pag-aaral na ginagawa para paunlarin ang islang Failaka para maging isang kaakit-akit na lugar para sa turismo. Kasama sa plano ang pagtayo ng isang maliit na airport, mga otel, mga libangan at mga pasilidad sa pamamahinga, at marami pang iba. Mayroon ring mga panukala na bumuo ng isang tulay mula sa mainland Kuwait papunta sa isla at gawin itong isang mala-paraisong lugar para sa mga bakasyonista. [UAYA]


















Espesyal Umrah(pagdalaw sa Makkah) ng KPCCenter kasama ang mga Brothers na sina: Erwin Dawood David, Joseph Yusuf Torres, Antonio Omar Polon, Dennis Ibrahim Ramos, Gabriel Ibrahim Rangel, Charlito AbdulAziz Dimaano, Gregorio Khalid Olamit, Cesario Omar Cardiño, Victor Ibrahim Cuevas, Federico Faisal Ramos, Anthony Khalid Delfin, Carlito Abdullah Ablay, Edwin Anwar Habon, Pablito AbdulRasheed Vergara, Roger AbdulRasheed Hortelano, Noel AbdulHameed Cruz, Ramil MohammedAmeer Garcia, George Nasser Aleta, at Winifred AbdulRasheed Anselmo. Kasama rin nila ang General Director ng KPCCenter na si Khalid Al-Sabea, ang Executive Director na si Shk. Abdulhadie Gumander, at si Ust. Ma'arouf Barguir Ali bilang mga tagapamahala.















Espesyal Umrah (pagdalaw sa Makkah) ng KPCCenter kasama ang mga Sisters na sina: Nily Abala Natula, Lorenza Santos Miranda, Necita Sermonia Fragata, Teresita Haniva Carnazo, Dorothea Rupecio Linihan, Julia Jalilah Bonifacia Paca, Joselyne Mariam Dela Rosa, Elisea Laila Vallado, Norita Noor Camtor, Encarnacion Kauthar Palaganas, Evelyn Fatimah Bisilio, Elena Yasmin Valois, Nelia Nawal Domanaco, Vilma Nawal De Leon, Eluminada Aisha Anunuevo, Mercedes Muna Tubeo, Luzviminda Hanna Daculin, Petra Fatimah Desuyo, Julia Thana Adaron, Josephine Fatimah Esmail, Saida Hassem, Irene Hajr David, Audrey Fatimah Moore David, Irlinda Aisha Lorenzo, Leticia Laila Lapasaran, Elenita Ayaah Tirango, Arlene Dalal Costudio, at si Usta. Ulambay Bondli bilang tagapagturo at tagapamahala sa mga kababaihan.

# BASA A MORO



## KATAYA SO KABPAGINETAW TANO

Pamekasan a ika: 7 – (ISRA wal MI'RAJ)

Ni Ust. Mojahid Gumander
IPC, Kuwait City
mgipc@yahoo.com
www.mojahid.ipcblogger.com

Bago tano sumpatan so bityara tano ko miyangaipos a ulan-ulan pantag ko Qur-ân ago so Bibliya na budsiyan tano muna a tudtulan aya pantag sa ISRA wal MI'RAJ ka samanaya na gkauma den so timpo niyan ka ika-27 sa ulan-ulan a Rajab gkipantag ko Julay 20, 2009 na patot ko kabpaginetaw o Muslim i kasabutan niyan so manga lagid aya a tudtulan.
Aya ma'na ISRA na so kiyandadalakaw o pangahulo tano a Nabi Muhammad (S'AWS) bpon sa Masjidil Haram sumong sa Masjidil Aqsa (Jerusalem). So peman so MI'RAJ na so kiyapamanik iyan bpon sa Masjidil Aqsa bpapuro sa Langit sa aya niyan piyagedan na BURAK sa dalem a miyaka saka magabi bo kaped iyan so malaikat a si Jibreel. So kiyapakauma o Nabi sa Masjidil Aqsa na mimbaba taman sa initambed iyan so BURAK tampar ko pintuwan o Masjid ago liyumudep na piyagimaman niyan so manga Nabi ka ro siran, go sekaniyan makaliyo na piyakapamili i Jibreel sa duwa: so isa na tiyaguwan sa makalangot, so ikaduwa na tiyaguwan sa gatas. Na aya niyan pinili na so gatas, bali miyakasugat mamili ka upama bo ka aya niyan kon kinuwa na so makalangot na matadin den so manga ummat iyan.
Mapasad na minipamanik so Nabi sa Langit, na go siran makauma sa ikaisa pangkat o Langit na pinikiukan i Jibreel so Langit taman sa miyailay o Nabi si Adam ('AS) siyalam iyan sarta na piyakataros mambo sekaniyan ago pigkumpurmiyan i Adam ('AS) so kananabi niyan, ago pinikiilay rekaniyan o Allah (SWT) so manga ARUWAK o manga taw a paratiyaya tampar sa kawanan ago so manga ARUWAK o manga taw a daruwaka tampar sa biwang. Saya ko ikaduwa pangkat o Langit na miyailay niyan si Yahya ago si Esa ('AS), saya ko ikatlo pangkat na si Yusof ('AS), saya ko ikapat pangkat na si Idris ('AS), saya ko ikalima pangkat na si Haron ('AS), saya ko ikanem pangkat na si Musa ('AS), ago saya ko ikapito pangkat na si Ibraheem ('AS) a makatataligkod sa BAYTAL MA'MOUR (بيت المعمور) a aya kadakel a peludep ron a manga malaikat sa uman den gay na pitupulong-gibo a manga malaikat, igira lumiyo siran na di den siran embalingan. Uman i mauma niyan ko manga Nabi na salamen niyan siran sarta na pakatarusen niran mambo sekaniyan ago langon iran na pigkumpurmiyan niran so kananabi niyan ago ibpenduwa iran sa mapya.
Mapasad na minipuro sekaniyan ro sa SIDRATOL MUNTAHA (سدرة المنتهى) – Kayo a tanto a matibangkal a bidtuwan sa NABQ (شجرة النبق) ro sa puro a ikapito lapis a Langit, ubay o giyuto ba a Kayo na so Surga. Ini ilham den o Allah (SWT) ko Nabi so nganin a ini ilham ron, ago ro ba inisugo o Allah (SWT) so sambayang sa limapulo sa uman gay.
Mapasad na mimbalingan den so Nabi ugaid na kiyasagadan niyan si Musa (<AS) na inidsan i Musa (<AS): tuna i inisugo reka o Kadenan ka? Tigo Nabi: inisugo Niyan so limapulo a sambayang. Tigo Musa (<AS): so manga ummat ka na diran magaga, embalingan ka ko Kadenan ka pangni angka i kakurangan, sabap ro na diningilan o Nabi si Jibreel.
Itataros bo inshaa-Allah…



# Domana2

Inisorat i Ust. Abdullah Mustapha
First Translator, Ministry of Justice, Kuwait

SIKRITO O KAPIPIYA A GINAWA

Di2i mapanothol a si2ikon ko miyanga 2o2ona a masa na aden a mayto2 a inged a tanto a mapipiya a ginawa o mga tawron, da2 a pobri, da2 a pkhasakit, da2 a samok ko pithanggisa2an, go ipekhalimo2 siran o Tohan.

Miyaka isa a alongan na tinimo2 o dato2 so mga pagtawniyan na tigiyan kiran a: "Ba2anda saken i sabap a kapipiya a ginawatano ago kathatagompiya a ingedetano2aya, ka odiyako mapiya i pamikiran ago sipat a dato2 na diden thagompiya a angkaya a ingdetano, na di2 makalangas so paras o mga ina2 ago so mga wata2".

Na so kiyapakapasadiyan tharo2 na tig o karomaniyan a: "Saken i sabap a kapipiya a ginawatano ka so kiyapakathapita sa paganay na mangodakapen a da2 a shisi2i sa olongka a mapiya a pamikiran, go mabibimbankapen sa doniya2, go di2 thitikna2 a mokarnangka, na so kiyapakathapita na miyakapagogopata, miyaka pagogopa2 so dowa a oteketa, giya olongka na aya di2i mangolin sangkaya a ingedetano, oga2id na saken i di2i ndraybir sa olongka, na samawto na lagid o basaken bo2 i di2i thanotanor sangkaya a ingdetano, mandiyadi na saken i kiyasabapan ko kapipiya a ginawatano".

Sopman so mga salinggogopa2 o dato2 na miyamagtonga2 siran na na tigiran a: "Sketano i kiyasabapan sangkaya a kapipiya a ginawa, ka sketano i mata a pkhinono o dato2, na sketano i dinyan di2i mindato2, ka sketano i mataniyan ago limaniyan, go sketano i towakiyan ko mga ndato2aniyan, ma2ana sketano i badaniyan, na da2a olo o da2 a badan.

Daden pagayonayon so dato2, ago so karomaniyan, ago so mga salinggogopa2iya,na aya kiya2opakatan kiran na misha2 siran ko mga ala2 i ilmo2 a mga taw. Na somiyong siran sa alim a mota2alim na inisha2aniran o antona2a mangaday i kiyasaban sa kapipiya a ginawaiyran, so dato2, so ba2i, odi2 na so mga salinggogopa2 o dato2?.

Tintengan siran o alim a 2a2algan a singa2 a parasiyan na tigiyan a: "Da2 a sakataw sangkaya a inaloyniyo oba aya kiyasabapan sangkaya a kapipiya a ginawa, sa panotholengko rekano angkaya a mlayolayok a mga binatang , ma2ana so ilipanti,so amo2, so rabit, ago so marapatik. Giyaya a pat a mga pangangayamen na miyawiyag siran sa kapipiya a ginawa go kalilintad, na miyaka isa na miyasamok angkoto a pat a pangangayamen sa aya kiyasamokan kiran na diran katawan i antawa2a i kakakiran sa idad, go antawa2a i arikiran, mandiyadi na somiyong siran ko miyalokeloks a kayo na tig o ilipanti a: "Isako mayto2 akopen na maporo2 ako a di2 giyangkaya a kayo".

Tig mambo2 o amo2 a isako mayto2ako na mababa2 so along angkaya a kayo a di2 saken.

Tig o rabit a: "Isako mayto2 ako mambo2 na pephanathabnakn a mga ra2on angkaya a kayo ka maporo2 akopen a di2 skaniyan sangkoto a oras".

Tig o marapatik a:"Para katokawaniyo na giyaya a kayo na dapen tho2 na aya paka2asaliyan na od a onga a pamomolan a inodowaken sangkaya a lopa2, na mitho2 na giyangkaya a kayo".

Mandiyadi a tig o alim na si2i siran kiyasanangan sa mata2an a so marapatik na ayakiran kaka sa idad, na igira a phlalakaw siran na khokoda2 so amo2 sa lo2ok a likod o ilipanti, na mababawa sa likod o amo2 so rabit, na samawto mambo2 na so marapatik na si2i phopodampol ko poro2 a olo o rabit na skaniyan bo2 i pephanoka2 ko onga o mga pamomolan ka skaniyan i tampar sa poro2.

Na daden a onga a kayo a bayran di2 pra2ota sabap sangkoto a diran di2i kapamagogopa2 ago so ka2i2isa2isa iran.

Igira a aden a makadadayamang a marata2 na mlantalantap so marapatik sa kawang ka phagilayniyan o anda phakapo2on so marata2, go antona2a i bontaliyan na mapakatokawniyan so mga pdiyan na taros a mabawa o ilipanti so amo2, mabawa o amo2 so rabit, na mapakadapo2 o rabit so marapatik sa olonyan na kalikayaniran so marata2.

Aya pamontosan o tothol a tig o alim na da2 a tanto a mala2 a di2 so salakw, ago da2 a tanto a mayto2 a di2 so isa, ka so mala2 na mapekhaylanganiyan so mayto2, na so mambo2 so mayto2 na phakanggay a gona ko mala2, na oman i isa na iportanti, kagiya oman i isa na aden a sanganiyan a miphagoman ko da2 ko mga pdiyan.

Aya mala2 a siyabotetano sangkaya a tothol na so kapamagogopa2 na aya pekhasabapan ko kapekhakowa2a ko kamapiya2an sampay ko kapipiya a ginawa ago kalilintad.





## So maana no mga Hadis no nabi Muhammad (SAW)

Inisulat ni Ust. Marouf Barguir Ali
Da'iyah & Social Researcher, KPCCenter

Bismillaahir rahmaanir raheem

So langon no bantogan na kano Allah a kadnan (tuhan) no langon no kaaden, so salawat nando so sagiahatra na nanget kano nabi Muhammad a ulipen no Allah nando sinugo nin kano langon no mga Taw sa donya.

Assalamo alaykom warahmatollahi wabarakatoho.

Kagina ka mayto mga pagali ko na yatano pembitialan siya na pantag kano Hadis no nabi Muhammad sallallaaho alayhi wasallam ( SAW ).

Q. Ngin i pidtalo a Hadis?

A. So Hadis na sekanin so kadtalo, galbek , taqreer nando sipat no kinaaden (buntal-palas) no nabi Muhammad (SAW) taman kano palangay nin.

TAQREER anya a pedtalon na so enggagaysa a ini IQRAAR no nabi Muhammad (SAW) sa magidsan i nakadalpa sekanin atawka dala ugayd na nakasampay lon into a pinggula a enggagaysa yanin maana na danin dawaya so Taw a minggula kanunto a enggagaysa sabap sa kapakay into siya kano AGAMA ISLAM, yanin upaman na so kinakan sa IBID siya kano lamisan no nabi Muhammad (SAW) na dala nin edtaluwa i haram, sabap lo na kapakay a pegken i IBID.

So Hadis na sekanin i ikaduwa a pegkandutan kano mga kitaban nando bitiala siya kano AGAMA ISLAM a tumundog kano Qur-an a mapulo.

So Hadis na ipebpayagin so enggagaysa a dala labita atawka dala ipayag siya kano Qur-an , nando pagusaynin so enggagaysa a dala usaya no Qur-an.

Sabap san na yatano siya pembitialan na pantag kano kapemaana kano mga Hadis siya kano kitab a yanin ngala na (AL-ARBAEEN AN-NAWAWIYA) a ya sinumulat kano niyaba kitab na si imam Nawawi.

Mauli kano kamaana kano uman i Hadis na ipayag tano lon i nakuwa pangagi nando guna-guna insha Allaho taala.

Angapay no so pakatundog a magasin ka ebpunan tano so kamaana kano mga Hadis insha Allah.



# PINAKA MAPIA A PUSAKA



Ni Ust. Wahibie Tamama
Da'iyah & Cultural Field Worker, KPCCenter
E-mail: alwahibi@alnajat.com.kw

SO PUSAKA O RASULULLAH (SAW) SIYA KANO UMMATIN NA DUWATIMAN (QUR'AN endo HADIES)

1- So Paduman o Allah na Barakat Yamaito na so (Qur'an)
2- So Sabdan o Rasulullah na Lambid o Qur'an ya maito na so (Hadies)
3- Barabahajan den o Tao a Muslim a Nauma o Qur'an endo so Hadies
4- Timbang a Nakaragon so Tao a Muslim amaika maka Langangin so Qur'an
5- Masla a Kalbiyan o Tao a Muslim amaikaKasabutanin so Kur'an sa Mapia
6- So Katuganor ko Qur'an na Baras
7- So Kadanga kano Qur'an na baras bon
8- So Kadtangit ko Qur'an na saka baras manem
9- So Kabatiya ko Huropin na saka Baras bon
10- So Kabatiya ko Kalimah nin Labi lawan a Baras

# DALINDING O MUSLIM MANGA DU'AH A PIYAMILI A KINOWA KO QUR'AN AGO KHADIS



Tinimo ago ini-iranon I Ust. Muslimin Palami Bhiruar
Public Relation & Information, KPCCenter, Kuwait
E-mail: aymus8118@yahoo.com

DU'AH A PEMBATIYAN BAGO TUMOROG:
"BISMIKA RABBI WADA'TO JAMBIY WA BIKA ARFAOHO, FAIN AMSAKTA NAFSIY FARKHAMHA, WAIN ARSALTAHA FAKHFAZHA BIMA YAKHFIZO BIHI IBA-DAKASSHALIKHEEN"
"O Allah, sabap ko ingaranengka na phaka-igako ago phakambuwat ako, na amayka kiyogan nengka kumuwa so ginayawako na ikalimongka, amayka imbalinganengka na, parihalangka sa manako kiyaparihalangka ko manga oripen nengka a manga pipiya.

2 - "Allahomma innaka khalaqta nafsiy, wa anta tawaffa-ha, laka mama-toha wa makhya-ha, in akhyaytaha fakhfazha, wa in amattaha fagfirlaha, Allahomma inni as-aloka al-a-fiyah"
"O Allah sabensabenar a ska I miyangadenko ko ginawako, rka so kauyag yan ago so kapatay niyan, amayka uyagen nengka na parihalangka skaniyan, amayka imatayan nengka na amponangka skaniyan, O Allah na phangni ako rka sa kapiya a manggiginawa.

3 -"ALLAHOMMA ASLAMTO NAFSIY ILAYKA, wa fawwadto amriy ilayka, wa wajjahto wajhiy ilayka, wa alja'to zahriy ilayka, ragbatan wa rahbatan ilayka, la maljaa wa la manja minka illa ilayka, a-manto bikita-bika allaziy anzalta, wa binabiyyika allaziy arsalta"
"O Allah, inisurenderko so ginawako r'ka, ago inibuwangko r'ka so langon o manggulako, ago inisangorko r'ka so parasko, ago inidtapayako r'ka so likodko, sa lilini ago kal'k r'ka, da kapagapasan ago da kasirongan yaditabiya na s'ka, pharitiyayangko so kitab'ngka a inituronengka, ago phaginogotangko so nabi'ngka a inipapaitengka.
[Aden sumpat o giyaya bitiyara]

# Ang Bangsamoro



Ni Ust. Abubaidah Salud Satol
Asst. Exec. Director
Men Section, KPCCenter

Ito ang nasyunalidad o bansa ng mga Moro - ang pinagsamang salitang "Bangsa" (Nasyon sa Malay) at "Moro". Ang inang bayan ng Bangsamoro sa kasalukuyan ay kinabibilangan ng mga lalawigan ng Basilan, North Cotabato, Davao del Sur, Lanao del Norte, Lanao del Sur, Maguindanao, Palawan, Sarangani, South Cotabato, Sultan Kudarat, Sulu, Tawi-Tawi, Zamboanga del Sur, Zamboanga del Norte, at Zamboanga Sibugay. Kabilang din ang mga syudad ng Cotabato, Dapitan, Dipolog, General Santos, Iligan, Marawi, Pagadian, Puerto Princesa, at Zamboanga. Bagaman maraming bilang ng mga Bangsamoro ang makikita din sa iba't-ibang lalawigan at mga syudad ng Mindanao at sa iba pang bahagi ng Pilipinas, karamihan sa kanila ay nagmumula din sa mga lalawigang nabanggit. Mula noon, ang pangalang Moro ay ipinagmamalaki na ng mga Muslim at ang katutubong mamamayan ng inang-bayan. At kamakailan lamang ay sumang-ayon ang pamahalaan ng Pilipinas na kilalanin ang Mamamayang Moro bilang isang Bansa.



Etnikong Grupo ng mga Moro. Ang mga Moro ay binubuo ng humigit-kumulang sampung etnikong grupo, na ang lahat ay nagmula sa iisang makasaysayang migranteng tinatawag na "Austronesian" na ayon sa kasaysayan ay nagmula sa Taiwan. Ang mga lahing ito ang nanahanan sa buong Pilipinas at sa mga karagatan at kalupaan ng Southeast Asia. Ang mga etnikong grupo na ito ay nagkaiba-iba ng wika pagkatapos na ito ay magkawatak-watak sa buong kapuluan at karagatan, sa paglipas ng mahabang panahon.

Ang pangunahing tatlo sa mga grupong ito ay ang mga Maguindanaon, na nakatira sa buong Uttara Kuta Wato (North Cotabato), Sultan Kudarat, at sa lalawigan ng Maguindanao; ang mga Maranao, na nakatira sa palibot ng Lanao Lake na ngayon ay nahati sa Lanao Norte at Lanao del Sur; at ang mga Tausug, na nakatira sa iba't-ibang isla at karagatan ng Sulu Archipelago. Ilan pang tribo na bumubuo sa Bangsamoro ay ang grupo ng Sama Bangingi, ang Samal at Badjao ng Sulu Archipelago; ang Yakan ng Basilan at Zamboanga del Sur; ang Ilanons ng Illana Bay (Maguindanao-Lanao) at Zamboanga del Sur, ang mga Sangirs ng Saranggani, Kalagan o Davaonun; ang Kalibugan at Jama Mapuns ng Balabak islands at sa timog na bahagi ng Palawan at sa Cagayan de Sulu Islands. Kabilang din sa Bangsamoro ang katutubong mga B'laan, Tirurays, Manobos, Mansaka, Mandayas, T'boli at iba pa, na kadalasan ay nakatira sa mga liblib na lugar at mga kabundukang rehiyon ng MINSUPALA (Mindanao, Sulu, Palawan).



Ni AbdulQadir E. Laja

# ANG BUNDOK APO

Malaki at matarik ang Bundok Apo, ito ang pinakamataas na bundok sa Pilipinas. Matatagpuan sa Mindanao, sa pagitan ng North Cotabato at Davao del Sur. Ang Bundok Apo ay popular na destinasyon ng mga mountain-climbers at mga turista, dahil nandito ang ganda ng kalikasan.

Kadalasan ang gilid ng bundok ay may ulap, at natatakpan ito ng kagubatang pantropiko na sagana sa ulan sa buong taon (tropical rainforest). Matatagpuan dito ang maraming klase ng punongkahoy (na may lumot). Mayroon ding mga halamang palmera, eletso, herbal, palumpong, at ilang mga ligaw na mga bulaklak.

Bago marating ang itaas, madadaanan ang lawang Agko, kung saan nahahati ang tubig ng lawa sa dalawa, ang isang parte ay medyo mainit, sa kabila naman ay malamig. Ang itaas ng Bundok Apo ay patag, may maliit din na lawa sa level na ito. Dito nagpapahinga ng matagal ang mga mountain-climbers, bago akyatin ang pinakatuktok nito. Ang Bundok Apo ay isa ring bulkan, ngunit walang nakakaalam kung kailan ito huling pumutok. Mararating ang itaas ng bundok sa mga daan na galing sa lungsod ng Kidapawan, Digos, at Davao. Ang unang naitala na nakarating sa tuktok ng Bundok Apo ay ang grupo ni Don Joaquin Rajal, noong Octobre 1880.

Sariwa ang hangin dito at natural ang kapaligiran. Maliban sa mga ito, ang Bundok Apo ay pinagkukunan pa ng Geothermal energy. Sa pamamagitan ng plantang PNOC, ito ay nagbibigay ng elektrisidad sa mga probinsya na nakapalibot dito.

Ang Bundok Apo ay may taas na 2,954 meters (above sea level). Ito ang sentro ng 72,800 hectares ng Mt. Apo National Park. Sa park na ito ay may matatagpuang batis, maliit na talon, lawa, at mga bungangkahoy sa paligid. Dahil dito, ang Bundok Apo ay naging tahanan ng maraming klaseng ibon, kasama na ang Philippine Eagle, ang Pambansang ibon ng Pilipinas.

Sang ayon sa agham (Earth science), napag-alaman ni Sir George Airy noong 1865, na ang mga bundok ay ang nagpatatag ng kalupaan. Dahil ang bundok ayon sa kanya, ay may Talasok sa ilalim nito, kung tawagin ay mountain pegs o mountain roots. Ngunit ang mga bagay na ito ay nabanggit na rin sa Koran isang libo at apat na daang(1400) taon na ang nakalipas. “Hindi baga ginawa Namin ang kalupaan na malawak (bilang himlayan)? At ang mga bundok bilang mga talasok (na pampatatag ng kalupaan)?” (Surat An-Naba, Surah 78:6, 7)



# PAG-ARALAN ANG ARABIK

Ni Usta. Halima Mantawil, Asst. Executive Director, Women Section, KPCCenter

## Lesson 1
## Ang Alpabetong Arabik

| | | | | | | | | | |
|---|---|---|---|---|---|---|---|---|---|
| Raaر | Dhaalذ | Daalد | Khaaخ | Haaح | Jeemج | Thaaث | Taa ت | Baaب | Alifأ |
| Faaف | Ghaieenغ | Aieenع | Zaaظ | Taaط | Daadض | Saadص | Sheenش | Seenس | Zaaز |
| | Yaaى | Yaaي | Haaهـ | Waawو | Noonن | Meemم | Laamل | Kaafك | Qaafق |

Mga Katinig

Harakat

Fathah = "a" halimbawa

بَ = Ba

Kasrah= "I" halimbawa

بِ = Bi

Dammah "u" halimbawa

بُ = Bu

| Ang kahulugan sa Tagalog | Pagsasaling titik | Magkakasama na titik ng salitang Arabik | Magkakahiwalay na mga titik ng salitang Arabik |
|---|---|---|---|
| Magandang umaga | SABAHAN NOOR | صَبَاحَ النُور | ص َب َا ح َال ن ُو ر |
| Magandang hapon | MASAAN NOOR | مَسَاءَ النُور | م َس َا ءَ ال نُ و ر |
| Anong Pangalan mo? | MA ISMUKA? | ماسمك؟ | مَا اِ س مُ كَ ؟ |

Ang ating bagong serye na 'PAG-ARALAN ANG ARABIK' ay tuloy-tuloy nang matutunghayan simula ngayong isyu na ito. Para sa mga kababaihang-Filipina, na nais mag-aral ng Arabik na LIBRE, tumawag lamang sa ating KPCCenter Women Section, 24712574 extention 111.

# PAGPIGIL SA SAKIT SA INIT NG TAG-ARAW



Ang mga daluyong ng init ng tag-araw ay mapanganib. Ang napakataas na temperatura ng katawan ay maaaring makapinsala sa utak at ibang bahagi ng katawan.

Ang katandaan, katabaan, lagnat, kakulangan ng tubig sa katawan, sakit sa puso, mahinang sirkulasyon, pagkasunog ng balat sa araw at paggamit ng droga at alkohol ay iilan sa mga kalagayang magpapahirap para sa katawan na manatiling malamig sa mainit na klima. Upang protektahan ang iyong kalusugan, sundin ang mga sumusunod.

Uminom ng Marami. Inaalis ng pamamawis ang kailangang asin at mineral mula sa katawan. Kapag mainit, uminom ng mas maraming tubig o katas ng prutas. Iwasan ang mga inumin na may caffeine (tsa, kape, at cola) at alkohol. Siguraduhing kumain palagi.

Magsuot ng mas kaunting damit kapag kayo ay nasa bahay. Piliin ang magaan, mapusyaw ang kulay, at maluwag na damit. Kung pupunta sa tapat ng araw, pananatilihing malamig ang iyong ulo sa paggamit ng sumbrerong malapad ang dahon o pardiyas, at magpahid ng panghadlang na may antas ng sun protection factor (SPF) na 15 o mas mataas at sundin ang mga tagubilin sa pakete. Muling ipahid tuwing 2 oras.

Kung nililimitahan ng iyong doktor ang dami ng likido na iniinom mo o kung umiinom ka ng mga pildoras na tumutulong sa pag-alis ng sobrang tubig sa katawan, itanong sa kanya kung gaano karami ang iinumin mo kapag mainit ang klima

Ang pinakamahusay na paraan upang talunin ang init ay manatili sa isang lugar na may air conditioner. Kung nasa Pinas ka ay maaaring pumunta sa isang shopping mall o pampublikong gusali ng ilang oras. Ang malamig na paligo sa dutsa o banyera ay isa ring mabuting paraan para magpalamig.

Maingat na Itakda ang mga Gawain sa Labas. Sikapin na bawasan ang pagiging aktibo sa pinakamainit na bahagi ng araw, dakong huli ng hapon. Kung kailangan mong lumabas, planuhin ang mga gawain upang nasa labas ka bago magtanghali. Habang nasa labas, madalas na magpahinga sa lugar na malilim. Huwag iiwan ang mga bata o paboritong hayop sa isang nakaparadang kotse.

Magdahan-dahan. Kung hindi ka sanay na magtrabaho o mag-ehersisyo sa mainit na klima, magsimula nang mabagal at unti-unting gawin ang pagtulin. Magpahinga nang madalas at palagian. Kung ang gawain sa init ay pinatitibok nang malakas ang iyong puso o pinahihingal ka, itigil ang ginagawa, pumunta sa isang malamig o malilim na lugar, at magpahinga. Lalo na kung ikaw ay mahilo, malito, maging mahina o makaramdam na mawawalan ng malay.

Alamin ang kalagayan ng iyong mga kaibigan at pamilya at tiyakin na may titingin din sa iyong kalagayan. Kung may kakilala kang matanda o may-sakit, alamin ang kanilang kalagayan dalawang beses sa isang araw kapag may daluyong ng init. Bantayan ang mga palatandaan ng pagkahapo dahil sa init o atake dahil sa init. Ang matataas na temperatura ay maaaring maging sanhi ng mga seryosong problema sa kalusugan. Alamin ang mga sintomas ng sakit na may kaugnayan sa init at maging handa sa pagtulong.

# UPANG TAYO'Y MAGTAWANAN

(Kung natawa ka na noon, tawa na ulit ngayon…)

Ni Issa Mohammad Tragua
http://jokesko.blogspot.com
e-mail: jorgetragua@yahoo.com






ANAK : Tays! kakains nas tayos!
TATAY : Hoy! Tigilan mo yang kalalagay mo ng ' S' sa mga sinasabi mo ha! Ano ba ang ulam?
Anak: BANGU na may KAMATI, ARDINA na may IBUYA!

BISAYA 1 : Unsay ibig sabihon ng "cooling place"?
BISAYA 2 : Pag-naga ring ang fon, sabihin mo "Hilow, hus cooling place?"

GUY 1 : Noong nakaraang buwan, isinama ko syota ko sa bahay ng lolo kong milyonaryo para makilala nito.
GUY 2 : Anong nangyari?
GUY 1 : Lola ko na siya ngayon!

JOE : Kumusta bakasyon boy?
BOY: Masama, noong Sabado napilay manok ni tyong, ulam namin tinola. Noong linggo napilay baboy ni tyong, ulam namin litson. Kahapon napilay si tyong, ulam namin hindi ko inalam, kumain na ako sa labas.

KOSA 1: Ganda kotse o Siguro kay meyor yan!
KOSA 2: Dili, bay!
KOSA 1: Ah, kay Warden.
KOSA 2: Tunto! Kay Father yan, nakasulat na nga sa likod "SA-FA-RI"

ANAK: 'Nay, puede na ba akong magbra? Kinse anyos na po ako, sige na 'Nay?
INA: Hoy! Pedro! tigilan mo nga ako!

Minsan nag-ring ang telepono…
AMO: Inday sagutin mo ang telepono baka kabit yan ng Sir mo!!!
INDAY: Si Ma'am talaga o.....pinapaselos ako!!!

Nag-aaway ang dalawang tanga.
KULAS: Ano ba ang gusto mo, away o gulo?
TOMAS: Away na lang para walang gulo!

AMA: Anak, ngayong tapos ka na ng high school, ano ang kukunin mo sa kolehiyo?
ANAK: Law po.
AMA: Ano?! Tapos ka na ng HIGH, babalik ka pa sa LOW?!

Sa isang ospital, pagkatapos ng operasyon...
Pasyente: Dok, bakit ganito ang operasyon sa aking ulo? Halos kita na ang utak ko?
Dok: Okey iyan. At least, open-minded ka na ngayon.

BISAYANG DYOKS
TEACHER: Juan use "among" in the sentence
JUAN: Among of all I am the best.
TEACHER: very good, eh, ikaw Pedro?
PEDRO: Among iro murag itoy… je je je
(Sender: JimJim Uy)

BISAYANG DYOKS
MAMA: Juan ngano man imu grado daghan man red?
JUAN: Nahutdan itom nga ink amo titser.
MAMA: Ngano naa man pod "F" diri sa card?
JUAN: Mama uy maratol dayon. Pasabot ana "FASAR"
(Sender: JimJim Uy)

BISAYANG DYOKS
PARE1: kuyawa sa imong ngipon uy, murag pang exam.
PARE2: ngano man?
PARE1: one set apart
PARE2: imoha sab, murag pang exam pud
PARE1: ngano man?
PARE2: fill in the blanks
(Sender: Mailyn "Sarah" Rodriguez)







المركز الكويتي الفليبيني الثقافي
Kuwait Philippine Cultural Center

UPANG TAYO'Y MAGKILALANAN ••• لنتعارف

24712574



Makisama at manuod sa

# KPCCenter CUP
# ALL FILIPINO BASKETBALL TOURNAMENT 2009

Every Friday From May 22 to July 10
Time: 6:00 a.m. - 4 p.m.
Tadhamon Club (Malapit sa Kids Village Park)
Airport Road - Omariya Street, Farwaniya, Kuwait

KHAYTAN
To Kuwait City
AIRPORT ROAD
AIRPORT ROAD
OMARIYA
Omariya Street
Kids Village
NBK
TADHAMON CLUB
Al-Nadi Street
CLINIC
Matafi Road
FARWANIYA FIRE STATION

Contact Person: Ullessis Ahmad Yusuf Abaya, Tel. 55539031
Dalhin ang buong pamilya upang makisama at makisaya.